Pinapatnubayan
ng
Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong

# ANG Bayan

Inilalathala ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas




Nangunguna sa kapitalistang pag-unlad, luklukan ng kapangyarihang pampulitika, sentro ng populasyon--may natatanging papel sa pagsulong ng digmang bayan ang mga kalunsuran ng Pilipinas.

Ang hayag na mga pakikibaka't pagkilos sa kalunsuran ay lubhang mahalaga para pabweluhin ang malawak na kilusang rebolusyonaryo na paulit-ulit at patindi nang patinding bibigwas sa rehimen sa mismong sentro ng paghahari nito.

May partikular na papel din ang mga kalunsuran sa pagbubuo ng nagkakaisang prente. At may mahalagang maitutulong ang mga ito sa pagsulong ng armadong pakikibaka sa kanayunan. (Tingnan ang artikulo sa p. 6).

NOBYEMBRE 1983

## NILALAMAN

# Hamon ng panahon

Salbabida ang ihinagis ng imperyalismong US sa pasistang diktadura nang aprubahan ng Pandaigdigang Pondo sa Pananalapi kamakailan ang bago't malaking pautang sa Pilipinas. Hindi pinabayaan ng mga imperyalista na matodas sa gitna ng napakagrabeng krisis sa ekonomya't pulitika ang isang papet na siya pa ring pinakamasugid at pinakamahusay magpatupad sa kanilang mga interes at patakaran.

Totoong may pagdistansyang ipinadama ang administrasyong Reagan noong mga linggong sumunod sa asasinasyon kay dating Senador Benigno Aquino Jr. Pero kahit noong tinatantya pa ng US ang aktwal na kakayahan ng rehimen na manatili sa kapangyarihan, hindi kailanman iniwan si Marcos na mag-isang harapin ang nag-uumapaw na galit ng taumbayan at mabilis na panghihina ng pambansang ekonomya.

Ngayong siya'y sinasagip na ng kanyang mga amo mula sa gipit at depensibong kalagayan, muling kinokonsolida ni Marcos ang kanyang lakas. Nasa kamay pa rin niya, sa kabuuan, ang pasistang militar at ang burukrasya. Hindi nagagalaw ang dambuhalang interes sa negosyo ng kanyang pangkatin. Masusi niyang pinaghahandaan ang "eleksyon" sa 1984, na kanyang gagamitin para patunayan sa US ang sarili niyang lakas at ang pagiging lampa ng mga karibal niyang burgis.

Pero pansamantala lamang, at di ganap, na makababawi ang rehimen mula sa krisis na umuga rito mula tuktok hanggang talampakan. Ang panibagong mga imposisyong imperyalista sa ekonomya (kapalit ng pautang) ay siguradong magpapasidhi sa dati nang mga problema. Nagsimula nang matibag ang kontrol ng pasistang pangkatin sa masmidya, na kabilang sa kanilang mga instrumento ng paghahari. Higit na mahalaga, mahirap nang maibalik sa dati ang higpit ng pampulitikang kontrol ng rehimen sa mamamayan, maliban kung babagsikang lalo ang panunupil, na siya namang nagpapatigas sa paglaban ng taumbayan at sa determinasyon nilang wakasan ang diktadura.

Hindi matatawaran na nagbigay ng di pangkaraniwang sigla sa takbo ng pampulitikang kilusan ang bugso ng protesta't pakikibakang masa na nagpapatuloy hanggang ngayon. Sa loob ng ilang buwang ito'y nalampasan ang antas at saklaw na dati nang inabot ng mga pakikibakang antidiktadura. Lumitaw ang isang napakalawak na prenteng antidiktadura na sinusuportahan at nilalahukan ng malaking bahagi ng populasyon, laluna sa kalunsuran. Ispontanyo't aktibong kumikilos ang maraming dati'y kimi at pasibo, at katangi-tangi ang partisipasyon ng mga nagmumula sa mga panggitna at nakatataas na saray ng lipunan. Sa kabila ng pananakot at panggigipit ng rehimen, tapang at militansya ang ipinapakita ng masa, na nagsasanib ng kanilang mga ipinaglalabang pang-ekonomya't sektoral sa mga mas pangkalahatang panawagan sa pulitika.

Lubos na makabuluhan ang pagtampok ng usapin sa pagbabagsak o pagwawakas sa paghaharing diktador ng pangkating US-Marcos. Sa mahigpit nating pagtangan sa wastong linyang pampulitika, at sa matiyagang pagmumulat sa masa tungkol dito, ginagabayan natin sila sa higit pang pagtangkilik at pagtupad sa rebolusyonaryong paraan ng pagbabago sa kinamumuhiang rehimen. Mapapawi ang mga ilusyong parlamentarista, habang malalantad naman ang sinumang magtatangkang gamitin ang kilusang masa para sa makasariling ambisyon sa reaksyonaryong pulitika.

Ang darating na panahon ay puno ng mga bagong hamon at pagkakataon para sa pwersa ng rebolusyon.

Dapat palawakin pa't palakasin ang prenteng antidiktadura. Ang armado at di armadong paglaban ay parehong kailangang patindihin. Patuloy nating tibagin ang makinarya ng paghaharing diktador.

Mula sa malalaking pagsulong na naganap sa loob ng nakaraang mga buwan, mas marami pang tagumpay ang aanihin ng ating puspusang pagsisikap, hanggang sa ganap na maibagsak o maitaboy sa kapangyarihan ang papet na pasistang diktadura. ∎



Nananalakay, nandidigma

# Muling nagwawala ang imperyalismong US

Sumisinghal na parang isang hayop na nasisiraan ng bait, muling nagwawala ang imperyalismong US nitong nakaraang mga buwan. Nilusob ang isang pagkaliit-liit na bayan sa Dagat Caribbean, ginagatungan ang nag-aalab na digmaan sa Gitnang Silangan, ipinapadala ang mga bapor pandigma at mapanalantang sandatang nukleyar para pagbantaan ang ibang mga bayan, at ginigitgit ang kanyang mga alyado na magbigay ng aktibong suporta sa kanyang patakarang mandigma at manalakay.

Noong Oktubre 24, libu-libong tropa ng US ang sumalakay sa independyenteng bayan ng Grenada (na may populasyong 110,000 sa teritoryong 30,000 ektarya ang laki). Habang sinusulat ito, hindi pa umaalis sa isla ang pwersang mananalakay. Nakikialam sila sa mga usapin ng mamamayan ng Grenada at nagtatatag ng papet na rehimeng titiyak sa dominasyong imperyalista. Sa kalapit na mga bayan ng Amerikang Latina, lalung-laluna sa El Salvador, ang mga tropang Amerikano na nagkukunwang "tagapayong militar" ay hayagang namumuno sa mga kampanya para durugin ang rebolusyonaryong pwersa ng mamamayan.

Nakadeploy rin ang mga tropang Amerikano sa Lebanon, na sinisikap ng US na tayuan ng gubyernong masunurin sa mga interes ng US at Israel sa Gitnang Silangan. Mula Oktubre, isang plota ng mga bapor pandigma ng US ang aali-aligid sa Karagatan ng India, at naghihintay lamang ng pagkakataong umagaw ng pakinabang sa kasalukuyang alitan ng mga bayan sa rehiyon.

Nitong Nobyembre, naglakbay naman si Presidente Reagan ng US sa Japan at timog Korea upang alalayan ang mga preparasyong militar sa Hilagang-silangang Asya. Kabilang sa mga preparasyong ito ang pagpapalakas sa hukbo ng Japan at

> "Ang imperyalismong US, na sumusuray sa gitna ng sariling krisis sa pulitika't ekonomya, ay nag-atas kina Marcos at iba pang papet na diktador na paigtingin pa ang pagsasamantala't pang-aapi sa mamamayan."
>
> mula sa pahayag ng
> Partido Komunista ng Pilipinas
> Oktubre 7, 1983

ang modernisasyon ng papet na hukbo sa timog Korea, bukod sa pagdedeploy ng mga misil na nukleyar (kasama ang mga bombang nyutron). Noong katapusan ng Setyembre, naglunsad ng magkasamang pagsasanay pandigma ang mga hukbong dagat ng US at Japan, na ayon sa mga pahayagan ay naging isang "pagpapakita ng makapangyarihang lakas."

Sa Kanlurang Europa, nag-umpisa nang magtalaga ang US ng lubhang mapanganib na mga misil na nukleyar (Cruise), sa pagsang-ayon ng mga gubyernong imperyalista roon at sa kabila ng walang lubay at malakihang pagpoprotesta ng mamamayan ng Europa.

## Patakarang manalakay

Padalas nang padalas ngayon na lantarang ginagamit ng imperyalismong US ang dahas para igiit ang dominasyon nito, na hinahamon at nilalabanan ng mga bayan at mamamayan sa buong mundo. Palibhasa'y sunud-sunod na tinatamaan ng mabibigat na krisis sa ekonomya, hindi epektibong magamit ng US ang pagbibigay ng mga konsesyon—sa porma ng kalakalan at ng tulong sa ekonomya't pinansya, halimbawa--para mapasunod ang mga alyado't papet sa lahat ng pagkakataon.

Aroganteng sinasabi ng isang dokumento nila tungkol sa patakaran sa Gitnang Amerika: "Bilang pinakaunang demokrasya sa Kanluran, may kitang-kita at lehitimong pambansang interes ang United States sa ibayong pag-unlad ng mga malaya, progresibo't ligtas na mga bansa" sa naturang rehiyon. Alinsunod sa "kitang-kita at lehitimong pambansang interes" na ito, kung gayon, inaangkin ng US ang karapatang idikta ang klase ng gubyernong gusto nito--iyong dominado ng imperyalismo, natural--sa rehiyong Gitnang Amerika at kahit saan pa man, kung tutuusin.

Kaya nga't matapang ang apog na sinalakay ang Grenada sa gawa-gawang dahilan --noong una, sinabing "inililigtas" daw ang 1,000 Amerikanong nanganganib umano ang buhay sa takbo ng mga pampulitikang pangyayari roon, pagkatapos ay para daw "hadlangan ang gulo" at "ibalik ang demokrasya." Kahit sa kasalukuyang sandali'y gumagawa ng sikretong preparasyon ang US para durugin sa pamamagitan ng tuwirang panghihimasok ang rebolusyon ng mamamayan sa El Salvador. Sinisikap ding hilahin sa digmaan ang Nicaragua, upang masabotahe ang mga pagsisikap na konsolidahin ang mga tagumpay ng rebolusyon doon.

Matatandaan kung paano inilunsad ng US ang Digmaang Pilipino-Amerikano batay sa diumano'y insidenteng naganap sa pagitan ng mga sundalong Amerikano at Katipunero sa tulay ng San Juan, noong 1899. Bandang huli, ang armadong paglaban ng mga Pilipino ay nagapi rin ng lubos na nakalalamang na armas ng mga Amerikano. Sa ganitong paraan ginahis ng imperyalismong US ang Perlas ng Silangan, na pinagpala ng istratehikong lokasyon, maraming likas na kayamanan, at masisipag na mamamayan. Noon at sa maraming sumunod na pagkakataon, sinunggaban ng US ang alinmang dahilan (kung minsa'y nag-iimbento pa nga) upang yurakan ang mga karapatan ng mga bayan, mamamayan at bansa.

Gaya ng lahat ng siga-siga, pumipili ang US ng maliliit at mahihinang bayan para tuunan ng tuwirang agresyong militar. Sa gayon, nais takutin ang mga sambayanang api't pinagsasamantalahan, at pigilin sila sa pakikibakang makamit at ipagtanggol ang kanilang kasarinlan. Subalit pinasisidhi lamang ng US ang determinasyon nilang labanan ang imperyalismo sa pamamagitan ng matagalang digmang bayan, at pinupukaw ang galit ng ibang mamamayan sa mundo.

Dahil sa mga posibleng pinsalang pampulitika, pang-ekonomya't militar sa tuwirang pagsangkot ng mga tropang US sa gera sa dayuhan, umaasa ang imperyalismong US sa mga alyado't papet nito upang mapanatili ang sariling paghahari. Sa Asya, ang Japan ang prinsipal nitong alagad; sa Gitnang Silangan, ang Israel; sa Aprika, ang pasistang rehimen ng South Africa. Minamanipula, kundi man ganap na kinokontrol, ang mga grupong rehiyonal tulad ng Asosasyon ng mga Bansa sa Timog-silangang Asya (Asean). Lubos na sinusuportahan ng US ang mga papet na pasistang rehimen hanggat epektibo nilang naipapatupad ang pandidikta at kontrol ng mga imperyalista. Samantala, pinaglalaban ang mga lokal na paksyon, sa layu-

ning hadlangan ang pagbubuo ng malalawak na mga pambansang alyansa na kumakalaban sa imperyalismong US. Sinusuplayan ng pera at sandata ang mga sagadsaring naglulunsad ng kontrarebolusyon laban sa mga progresibong gubyerno tulad ng sa Angola at Nicaragua. Sa karamihan ng kaso, ipinadadaan ang tulong na ito sa ibang mga rehimen; bulgar na sa ganyang papel ang South Africa at Israel; at sa Gitnang Amerika, nakabase sa Honduras ang pagtatangkang suportado ng US para ibagsak ang gubyerno sa Nicaragua.

## Pagkahiwalay ng US

Bunga ng patakarang ito na mandigma't manalakay, lubhang nahihiwalay ang imperyalismong US sa mundo. Sa lahat ng dako'y kinastigo ang panlulusob sa Grenada bilang lantarang paglabag sa batas na internasyonal at sa prinsipyo ng di pakikialam sa panloob na usapin ng ibang bayan. (Komentaryo nga ng isang lider ng parlamento sa West Germany, "tila wala sa pusisyong ibalik ng US ang demokrasya sa Grenada," at tinukoy ang suportang ibinibigay sa rehimeng Marcos.)

Mula Oktubre, milyun-milyong tao sa Europa ang nagdadaos ng militanteng mga aksyong protesta na walang kapantay sa nakaraan, laban sa pagtatalaga ng mga misil na nukleyar ng US sa kanilang kontinente. Nangako silang di titigil sa pakikibaka kahit itinuloy na ng US at mga alyado nito sa Organisasyon ng Tratado sa Hilagang Atlantiko (NATO) ang planong pagtatalaga. Malaki ring mga demonstrasyon ang idinadaos ng mamamayang Amerikano at Japanese para tutulan ang panggegera ng gubyerno ni Reagan.

Tumatamlay naman nitong huli ang mga alyado ng US sa ibang bayang imperyalista sa pagpapakita ng suporta para sa agresyon ng US. Palibhasa'y aburido sa sarili nilang mga problemang pang-ekonomya, gusto nilang palakihin ang pakinabang na makukuha nila sa US kapalit ng pagayon nila sa mga agresibong patakaran nito.

## Laban sa rebolusyon

Makabuluhan na ang ipinanghina ng imperyalismong US mula noong dekadang 1960, matapos abutin ang rurok ng pangingibabaw nito sa kalakhan ng mundo noong dekadang 1950. Kahit ang US pa rin ang nangungunang superpawer at nananatiling may kakayahang imantini ang gayong pusisyon sa hanay ng mga bayang imperyalista, di ito makawa-kawala sa mga problemang pampulitika't pang-ekonomyang siguradong lalala sa darating na mga taon. Lalong sasa ito sa patakarang mandigma't manalakay upang igiit ang sariling mga reaksyonaryong interes at bumira sa mga pwersa ng rebolusyon.

Habang ang ekonomya ng imperyalismong US at ng buong kapitalistang mundo ay dumadanas ng paulit-ulit at palala nang palalang mga krisis--ang pinakahuli, na iniinda hanggang ngayon, ang pinakagrabe sa loob ng 50 taon--lalong nagiging ganid and mga monopolyong kapitalista sa pagpiga ng superganansya mula sa masang anakpawis sa sarili nilang mga bayan at sa mga malakolonya. Tumitindi ang mga banggaan nila habang mahigpit silang nagpapaligsahan sa pagagaw ng papalaking parte sa mga superganansyang iyon.

Mula dekadang 1960, paparaming mamamayan sa mga malakolonya ang tumatahak sa landas ng rebolusyon. Marami nang nakalaya sa singkaw ng mga imperyalista at katutubong mga reaksyonaryo na papet at ahente ng mga ito. Kahanga-hanga ang pag-unlad ng konstruksyong sosyalista sa papalaking bilang ng bayan, sa kabila ng pagbabanta, blakmeyl at subersyon ng mga imperyalista. Ang mga anakpawis sa mga bayang kapitalista ay nagbabangon upang isulong ang kanilang kapakanan, at nagbibigay ng mahalagang tulong sa mga kilusang progresibo't rebolusyonaryo sa buong mundo.

Ang pambansa-demokratikong rebolusyon ng sambayanang Pilipino ay mahigpit na nakakawing sa antiimperyalistang pakikibaka sa daigdig.

Tinutuligsa natin ang pakikialam ng United States sa mga usapin ng mamamayan sa Grenada at kinokondena natin ang paglusob at okupasyon ng mga tropang Amerikano sa mga bayang ito. Mariin nating tinututulan ang terorismo at subersyong isinasagawa ng US sa Gitnang Amerika. Iginigiit natin ang pagpapauwi sa lahat ng tropang dayuhan na nasa Lebanon.

Samantala, higit pa tayong nagpapakatatag sa pagtupad ng mga tungkuling pasidhiin ang rebolusyonaryong armadong pakikibaka, palawakin at palakasin ang mga hayag na pakikibaka ng mamamayan, at buuin ang pambansang nagkakaisang prente para sa kalayaan at demokrasya. Sa pamamagitan ng mga pagsisikap na ito, at kaisa ng lahat ng progresibo't rebolusyonaryong pwersa sa ibang dako, naibibigay natin ang ating ambag sa pagtutuon ng malalakas na hambalos sa numero unong kaaway ng mga mamamayan ng daigdig, habang pinapapurol ang mga agresibong balak nito laban sa sarili nating rebolusyon. •

# KALUNSURAN
## at digmang bayan

Sunud-sunod na mga mobilisasyong malaki't maliit, masiglang paglitaw ng bago't makulay na mga porma ng protesta, maalingawngaw na pagpapahayag sa masasaklaw na pambansang isyu, mabilis na pagkalat ng balita at mga panawagan: minsan pang tumingkad ang pagkilos sa kalunsuran sa matinding bugso ng mga aksyong masa nitong nakaraang mga buwan sa Kamaynilaan.

Gaya ng naunang mga bugso noong 1970-72, 1978, at 1981, ang huling mga pangyayari ay nagpakita ng papel ng rebolusyonaryong pagkilos sa kalunsuran, aktwal at potensyal, sa pagsulong ng digmang bayan. Ang mabisang pagtutugmaan ng kanayunan at kalunsuran ay isang di makaliligtaang sangkap ng mabilis na pag-unlad ng pambansa-demokratikong rebolusyon sa Pilipinas.

Ayon sa pambansang sensus noong 1980, may 38 porsyento ng kabuuang populasyon ng Pilipinas ang naninirahan sa mga kalunsuran. (Ibinibilang dito ang lahat ng syudad, munisipalidad, kabayanan at sentral na distrito na tumutugon sa mga itinakdang pamantayan ng kapal ng populasyon at mga pasilidad.) Ayon pa rin sa sensus, mas mabilis na lumalaki ang populasyon sa kalunsuran (5.7 porsyento ang nadagdag mula 1975) kaysa kanayunan (1.1 porsyento lang).

Sa buong kapuluan, may 60 syudad (23 sa Luson, 21 sa Bisayas at 16 sa Mindanaw), at 127 munisipalidad na mahigit 50,000 ang populasyon (89 sa Luson, 19 sa Bisayas at 19 sa Mindanaw). Sa 127 munisipalidad na ito, 15 ang laking-syudad na mahigit 100,000 ang populasyon; sa kabilang banda, siyam na syudad ang may maliit na populasyong kulang sa 50,000.

(Ang laki ng populasyon ay karaniwang nangangahulugan ng relatibong kaunlaran sa ekonomya, at ang mga pampulitikang sentro ay karaniwang nasa mataong lugar. Pero sa karamihan ng ating mga syudad at mas malalaking munisipalidad, bahagi lang ng teritoryong saklaw ang maituturing na kalunsuran, at ang ibang bahagi ay kanayunan. Kayat kailangang isaalang-alang na ang datos na binanggit sa itaas ay nagbibigay ng di eksaktong sukatan ng pagiging kalunsuran ng mga partikular na lugar.)

Samantalang ang lahat ng nabanggit ay bumabahagi sa iba't ibang antas sa unibersal na katangian ng modernong kalunsuran--nangunguna sa kapitalistang pag-unlad, luklukan ng kapangyarihang pampulitika, sentro ng populasyon--ang Kamaynilaan ang namumukod-tangi at nasa unahan ng lahat. "Para na ring Maynila," ang nasasambit ng mga tagaprobinsya, na ang pambansang sentro ang ipinansusukat (sa positibo man o sa negatibo) sa kani-kanilang mga syudad.

Sa Metro Manila (apat na syudad at 13 munisipalidad na may anim na milyong populasyon)[1] nakakonsentra ang pagpapalakas ng diktadurang US-Marcos sa ekonomya, pulitika at militar. Ito ang moog na ipinagtatanggol ng rehimen laban sa umaabanteng digmang bayan.

### Moog ng kaaway

Nasa mga syudad ang mga pabrika, tindahan, upisina, iskwela't aliwan na parang batubalaning umaakit ng tao mula sa kanayunang salat sa kabuhayan.

Noong 1977, ang mga 20 porsyento ng lahat ng pagawaan sa Pilipinas ay nasa Metro Manila, at ang nagtatrabaho sa mga pagawaang ito ay mahigit 400,000, lampas sa kalahati ng bilang para sa buong Pilipinas.

Gayundin sa mga negosyong nagbibigay ng serbisyong pribado (mga restawran, otel, negosyong panserbisyo, edukasyong pribado, serbisyong pangkalusugan). Sa kabuuang bilang ng namamasukan sa mga negosyong ito, halos kalahati ang nakakonsentra sa Metro Manila. Di lang iyon. Sa Metro Manila rin napalitaw ang may 60 porsyento ng kabuuang kita ng mga negosyong ito para sa buong Pilipinas.

Dagdag pa, nasa Metro Manila ang dambuhalang mga bangko't institusyon sa pinansya na siyang nagpapalabas ng kapital para uminog ang mga gulong ng industriya't komersyo.

[1]May iba-ibang lawak ng teritoryo ang terminong "Kamaynilaan," na sa ilang masaklaw na konsepto (sa tinutukoy na pambansang sentrong lunsod, halimbawa) ay sasakop sa mga karugtong na lugar sa Timog Katagalugan at Gitnang Luson.




Sa mga syudad din nakaluklok ang reaksyonaryong kapangyarihang pampulitika, ang sentro ng burukrasya at pasistang militar. Mula sa mga syudad ng Pilipinas --at unang-una na mula sa Metro Manila --dumadaloy ang lahat ng patakaran at programa ng rehimen na umaapekto sa buong Pilipinas.

Sa ganitong importansya ng mga syudad sa pananatili ng reaksyonaryong poder, di kataka-takang ang mga ito'y mistulang mga kampong militar. Ang Maynila, halimbawa, ay gwardyado ng marami't piling tropa ng rehimen, pinatitigas ng limang kampong militar, at napaliligiran ng malalaking kuta sa Gitnang Luson at Timog Katagalugan.

## Masa sa syudad

Kung ang syudad ay kuta ng reaksyon, doon naman ay may konsentrasyon din ng rebolusyonaryong pwersa. Naroon ang lubos na nakararaming manggagawang di agrikultural; doon pinakakonsentrado ang petiburgesya ng lunsod, at nandoon din ang pambansang burgesya.

Kapansin-pansin nitong nakaraang mga taon ang paglaki ng mga syudad na dati nang malalaki, gayundin ang nasa mga lugar na matindi ang pasistang panunupil sa kanayunan (halimbawa, mga syudad ng General Santos, Iligan, Cagayan de Oro, Butuan at Dipolog sa Mindanaw). Sa Metro Manila lamang, tinatantya na umaabot sa 350,000 tao ang nadaragdag taun-taon.

Mas mataas ang tantos ng disempleyo sa syudad kaysa kanayunan, pero doon pa rin may dagdag na pagkakataong maghanapbuhay. Ayon sa isang sarbey noong 1980, ang karaniwang sahod sa isang buwan ng isang pinuno ng pamilya sa Metro Manila ay ₱765--halagang kulang pa para buhayin ang tipikal na pamilyang anim na tao. Pero sa Gitnang Luson, ang karaniwang sahod na ito ay ₱519 lang at sa Timog Katagalugan ay ₱472. Parehong mga rehiyon pa nga ito na humahabol sa kaunlaran ng Metro Manila. (Sa Bikol, ang karaniwang sahod ng pinuno ng pamilya ay ₱239; sa Kanlurang Bisayas, ₱294; at sa Hilagang Mindanaw, ₱306.)

Kayat ang unang problema ng tagasyudad ay makapasok sa trabaho; minsang makahanap siya, sumusunod na problema ang mapagkasya ang maliit na sahod habang iniiwasang mapatalsik. Pumapatong sa pundamental niyang problema sa kabuhayan ang nakaririnding kundisyon ng buhay-syudad: kawalan ng disenteng pabahay, mahal na mga bilihin, agawan sa transportasyon, laganap na sakit, baha, trapik, ingay, basurang di hinahakot, patayan, nakawan, pangingikil ng mga pulis at ibang ahente ng rehimen.

Pinapaboran ng obhetibong kalagayan at pampulitikang kamalayan ng mga tagasyudad ang komprehensibong pagtangkilik nila sa pambansa-demokratikong rebolusyon. Madali nilang nauunawaan ang relasyon ng imperyalistang paghahari at papet na pasistang rehimen, gayundin ang rela-

syon ng pyudalismo sa kabuuang sistema ng pang-aapi't pagsasamantala, at ang rebolusyonaryong solusyon sa mga suliranin ng sambayanan. Malakas ang simpatya nila para sa Bagong Hukbong Bayan, at malugod nilang sinusuportahan ito laluna kung nagmula sila sa mga lugar na malakas ang rebolusyonaryong kilusan.

Sa kanilang mga lugar ng trabaho, pag-aaral at tirahan, natural na naoorganisa ang mga tagasyudad at nasasanay sa kolektibong aksyon (bagamat kaakibat nito'y malakas ang kanilang indibidwalismo, na ibinubunsod ng matinding kumpitisyong umiiral sa kalunsuran). Mas maunlad sa mga syudad ang mga porma ng burges na demokrasya, at mabilis na napupukaw at namomobilisa ang mamamayan para ipagtanggol at isulong ang kanilang mga karapatan. Alam nilang gamitin ang iba't ibang anyo ng pamamahayag kasama ang masmidyang kontrolado ng rehimen, para magpaabot ng impormasyon at panawagan sa malawak na madlang labas sa kagyat nilang kinapapalooban.

Sa kabilang banda, dahil sa nanunuot na kontrol ng mga reaksyonaryo sa ekonomya, pulitika, militar at kultura, sa maagang bahagi ng ating digmang bayan ay bubugso-huhupa ang katangian ng rebolusyonaryong pagkilos sa syudad.

Ang sobrang pagtantya sa lakas na ito ay maaaring masalamin sa kusang pagpapakulong sa mga isyu't pakikibakang "di mainit" sa mata ng kaaway, o sa kakulangang paunlarin ang mga porma ng pagkilos na angkop sa syudad at tumutugon sa armadong pakikibakang inilulunsad sa kanayunan. Ang pagmamaliit naman sa tunay na kapangyarihang iyon ng kaaway ay nagbubunga ng mga aksyong mapusok, lampas sa kakayahan ng rebolusyonaryong pwersa, hiwalay sa masa, at madaling madurog. Katunayan, ang dalawang kamaliang ito ay maaaring magkasabay na umiral o magsalitan.

## Digmang bayan at syudad

Ligal at di armado ang pangunahing anyo ng pakikibaka sa syudad, kaiba sa kanayunan. Sa mga hayag na pakikibakang masa at lahat ng iba pang pamamaraang ligal, napupukaw, naoorganisa at namomobilisa ang masang manggagawa, iba pang maralita sa lunsod, istudyante, titser at ibang propesyonal sa lehitimong interes ng kani-kanilang uri at sektor at para sa kabuuang pambansa-demokratikong rebolusyon. Ang pagbubuo at pagkukusa ng mga ligal na organisasyong masa, at ang masiglang pagbubunsod ng hayag na propaganda, ay lubhang mahalaga para pabweluhin ang malawak na kilusang rebolusyonaryo na paulit-ulit at patindi nang patinding bibigwas sa rehimen sa mismong sentro ng paghahari nito.

Ang hayag na kilusang masang pinauunlad ay dapat magsilbing tabing para sa tuluy-tuloy na paglawak at paglakas ng kilusang lihim, ibig sabihin, ang mga namumunong organo, sangay, grupo at komite ng Partido, kolektibang pambansa-demokratiko, grupong pang-alyansa, istap sa propaganda, istap sa komunikasyon at gawaing teknikal, komite sa depensa, partisano, at maraming iba pang anyo ng organisasyong sikreto't iligal. Ang malawak at ligtas na lambat ng mga rebolusyonaryong organisasyon ang gulugod ng hayag na kilusan.

May partikular na papel ang mga syudad sa pagbubuo ng nagkakaisang prente. Doon nakasentro at mas maimpluwensya ang mga panggitnang pwersa, at doon din nakabase ang mga pangunahing pwersa't grupong pampulitikang lumalaban sa diktadura (maliban sa Partido't hukbong bayan at MNLF-BMA). Samantala, ang malakihang mga aksyong masa sa syudad ay mabisang behikulo para patampukin at ipaalam sa malawak na publiko ang pag-unlad ng rebolusyonaryong kilusan sa iba't ibang bahagi ng kapuluan.

Sa pag-unlad ng rebolusyonaryong pwersa sa mga syudad, lumalaki ang kakayahan nila na tuwirang sumuporta sa gawain sa kanayunan. Marami na rin ang kadre't Pulang mandirigma mula sa hanay ng manggagawa, istudyante at ibang masang tagalunsod ang lumubog sa hanay ng masang magsasaka sa loob ng nakaraang mga taon. Napalilitaw sa syudad ang materyal na suporta at serbisyo para sa mga rehiyon, laluna para sa hukbong bayan. Sa kabilang banda, ang sistematikong programa ng pakikisalamuha sa masa sa kanayunan ay isang mahusay na paraan upang mapalawak ang pananaw sa gawain ng mga kasamang kumikilos sa syudad.

Sa kasalukuyan, marami-rami na ring syudad sa loob ng mga larangang gerilya ang napaglulunsaran ng mga aksyong partisano. Ang totoo, di iilan lang ang baril at ripleng naagaw sa paisa-isa o padala-dalawang sundalo ng kaaway sa mga kalunsuran at poblasyon. Pinaparusahan ang mga pusakal na kaaway, na sa lunsod ay nagiging kampante. Mahusay na poste ang mga syudad para mangalap ng impormasyon tungkol sa kaaway, at subaybayan ang kilos nito. Walang duda na darating din ang panahon ng mahigpit na koordinasyon ng mga aksyong gerilya sa lunsod at kanayunan; at sa bandang

huli, ang mga armadong pag-aalsa sa kalunsuran ay magiging bahagi ng pangkalahatang pag-abante ng hukbong bayan mula sa kanayunan.

# Reseta: rebolusyon

Nagnanaknak na mga sugat, at walang panlunas na pipigil sa pagkalat ng sakit. Ganito ang kalagayan ngayon ng sistema ng panggagamot sa Pilipinas, hindi nakakagulat sa isang lipunang binubulok ng imperyalismo, pyudalismo at burukratang kapitalismo.

Araw-araw na nagdudumilat sa mga bumubuo ng sektor medikal ang mga sintomas ng kalagayang ito ng sistema ng panggagamot. Kayat nahihikayat ang marami sa kanila na kumilos para mapairal ang mahusay na sistemang medikal, bagay na maitatayo lamang sa isang malaya, demokratikong Pilipinas. Kayat nahihimok ang paparami sa kanila na lumahok sa rebolusyonaryong pakikibaka.

Itinutuon natin sa dalawang magkaugnay na tungkulin ang paglahok sa rebolusyon ng mga kabilang sa sektor medikal --pagbibigay ng serbisyong medikal sa digmang bayan, at pag-aambag sa sigla ng rebolusyonaryong kilusang masa.

## Kalagayan

Pagpapabaya ng gubyerno, dominasyon ng imperyalismo, komersyalisasyon--ang mga ito ang magkakaugnay na malalaking sakit ng sistemang medikal ngayon. Mga sintomas ang kakapusan at mababang kalidad ng serbisyo at ang napakamamahal na gamot at napakataas na singil sa mga nangangailangan ng kalinga.

Panunupil sa masa ang priyoridad ng diktadurang US-Marcos. Sa bawat pisong inilaan nito sa kalusugan noong 1982, P4 ang kasabay na laan sa pasistang militar. Ang maliit na ngang ginagasta ng nababangkrap na rehimen para sa kalusugan ay natutuon pa sa pakitang-taong mga proyektong gaya ng Philippine Heart Center for Asia, Lung Center at Lunsod ng Kabataan, at sa mga kampanya sa publisidad gaya ng gimik na "Ang Katawang Okey." Pinababayaan ang mga pambansang pagamutang gaya ng Quezon Institute at National Orthopedic Hospital, at sa mga probinsya'y layu-layo at kulang sa tauhan at kagamitan ang mga ospital ng gubyerno. Ang mga klinika naman ng rural health unit sa mga poblasyon ay madalas na isa o dalawang araw lamang sa isang linggo nagbubukas at kapos na kapos din sa gamot at kasangkapan. Sa ganitong kalagayan, hindi kataka-takang siyam sa bawat sampung Pilipino ang namamatay nang di man lamang nakapagpatingin ni minsan sa duktor.

Bunga ng pagpapabaya ng gubyerno sa pananagutan nito sa kalusugan ng mamamayan, mga pribadong kapitalista ang nangongomersyo sa pangangailangan sa gamot at serbisyo. Kontrolado ng malalaking kumpanyang imperyalista at malalaking lokal na kapitalistang kasosyo nila ang paggawa at pagbebenta dito ng mga gamot at kasangkapang medikal, at ang pagkalalaking ganansya nila'y laging nagpapalobo sa gastos ng mga nagkakasakit. Lumalala ang komersyalismo sa larangan ng panggagamot, at maraming pasyente, kasama na ang mga nag-aagaw-buhay, ang ayaw gamutin dahil di makabayad ng mataas na hinihinging deposito.

Napakagastos ngayong mag-aral bilang




HUWARANG PAGLILINGKOD: Batay sa di natapos na kurso sa pagdedentista, at sa sariling pag-aaral, walang-pagod na nanggamot sa masa si Kirk Sales at nagturo sa maraming kasama ng batayang mga aral sa panggagamot. Nagpunyagi rin siyang makabuo ng isang manwal sa acupuncture. Namatay siyang isang bayani ng Bagong Hukbong Bayan noong 1977.

Patraydor na pinatay ng rehimen sina Dr. Remberto de la Paz (1982) at Dr. Juan Escandor (1983), ngunit ang kanilang sakripisyo't kabayanihan, na ipinamalas ng walang-pasubali nilang paglilingkod sa sambayanan bilang mahuhusay na duktor, ay patuloy na nagbibigay-inspirasyon sa rebolusyonaryong kilusan at sa mamamayan.

mga duktor at nars, at marami sa nakakatapos ay bumabawi sa pamamagitan ng paniningil nang mahal o sa pamamagitan ng pagpunta sa ibang bansa. Taun-taon, may 500 duktor at 5,000 nars ang nagtutungo sa US para doon na maghanapbuhay. Kayat sa buong mundo, ang Pilipinas ay pinakamalaking eksporter ng nars at pangalawang pinakamalaking eksporter ng duktor, habang kulang na kulang nga ng tauhan ang mga ospital at klinika dito sa ating bayan.

Matingkad sa sektor medikal ang pagraranggo-ranggo. May mga nakatataas, gaya ng mga duktor, kabilang na ang mga dentista't beterinaryo, mga administrador ng mga ospital at institusyon, at mga punong nars. Karamihan sa kanila'y nabibilang sa mataas na petiburgesya. May mga nakabababa na ang karamihan ay nabibilang naman sa panggitna at mababang petiburgesya at uring manggagawa--mga regular at katulong na nars, mga katulong na teknisyan, mga klerk at tagalinis at iba pang empleyado, at mga istudyante sa medisina at narsing. Hindi gaanong naghahalu-halo ang mga indibidwal na nabibilang sa magkakaibang ranggo sa gawain.

## Paglahok sa kilusang masa

Mas bukas ang mga nasa nakabababang ranggo na kumilos batay sa pang-ekonomyang mga usapin, gayundin sa mga isyung tulad ng sa kilusang manggagawa, habang ang mga duktor at iba pang nakatataas ay mas napakikilos batay sa katapatan sa sinumpaan nila bilang mga manggagamot. Silang lahat naman ay mahigpit nating napagbubuklod sa matitingkad na isyung pampulitika, laluna sa masasaklaw na usapin ng pasistang panunupil.

Isinasaalang-alang natin ang ganitong mga pagkakaiba habang minumulat, pinakikilos at inoorganisa natin ang kanilang hanay para mag-ambag sa sigla ng rebolusyonaryong kilusang masa. At nakikita nating mabunga ang ganito. Dumaraming nars at organisasyon ng mga nars ang sumusuporta sa kilusang manggagawa at lumalahok sa mga pakikibakang masang multisektoral; nitong nakaraang mga taon, sumigla ang pakikibakang masa sa kanilang hanay, kabilang ang pagwewelga at pagsusuot ng nakasulat na mga islogan ng protesta. Lantad naman ang paglahok at pagsuporta ng mga duktor sa malalaking demonstrasyon laban sa diktadura nitong huling ilang linggo.

Sa mga demonstrasyon at iba pang pamamahayag, dinadala nila ang kanilang prestihiyo sa lipunan at ang kanilang bilang. At sa mga pagkakataong nagkakaroon ng gulo, naroon sila para magbigay ng kagyat na lunas at iba pang tulong.

Mahalagang gawain natin ang pagtatayo at pagpapalakas ng mga hayag na organisasyon sa hanay ng mga propesyonal, manggagawa at mag-aaral sa sektor medikal para magsilbing tagabuklod ng kanilang mga pakikibaka. Importante rin ang pagtatayo at pagpapatatag ng mga lihim na grupong rebolusyonaryo para asikasuhin ang pagpapalaganap ng rebolusyonaryong kamalayan at ang pagsusulong ng mga pakikibaka sa tamang direksyon. Itinatayo natin ang mga lihim na grupong pambansa-demokratiko sa mga ospital at katulad na institusyon, mga asosasyon, unyon at paaralan [AB, Agosto 1983], bilang mga kolektiba ng Pambansa-Demokratikong Prente (NDF) at ng Makabayang Samahang Pangkalusugan (Masapa).

Nakakaharap ng ating mga organisador sa sektor ang mga problemang dulot ng pagkakaranggo-ranggo, kabigatan ng mga trabaho sa okupasyon, at ang malakas na hatak ng tunguhing mag-ispesyalisa at mag-abrod. Sa mahusay na pagsasabuhay sa linyang masa, na nakabase sa madikit na integrasyon at pagsisiyasat sa kanila, napapangibabawan natin ang mga problemang ito at napalalaki ang partisipasyon nila sa kilusang protesta. Dumarami ang mga naaaning aktibista at narereklutang kasapi ng Partido mula sa hanay nila.

## Serbisyo sa digma

Kasunod o kasabay ng paglahok sa malawak na kilusang masa, dumaraming duktor, nars at istudyante (sa medisina at narsing) ang tuwiran nang naglilingkod sa kagyat na mga pangangailangan ng digmang bayan. Nanggagamot sila ng mga sugatan sa labanan, mga maysakit at iba pang nangangailangan ng kalinga, na sa kalagayan ng digmaan ay pilit pinagkakaitan ng rehimen ng ganitong esensyal na serbisyo. Mulat sila sa mga panganib ng ganitong paglahok sa rebolusyon, ngunit hindi hadlang ito sa masigasig nilang paglilingkod. Iginigiit nila ang karapatan at tungkulin nila ayon sa sinumpaan sa kanilang propesyon. At sa mga pagkakataong kinukwestyon sila ng mga pasista, mahigpit nilang pinangangalagaan ang kaligtasan ng mga kasama at rebolusyonaryong mamamayan.

Di lang sila nanggagamot, nagbibigay o nagpapahiram din sila ng mahahalagang kasangkapan, at nagpapadala ng kai-

langang mga gamot na may malinaw na paliwanag sa paggamit.

Malaki rin ang nagagawa nila sa pagpaparami ng mga kadre at aktibistang paramedikal sa mga yunit ng hukbong bayan at mga organisasyong masa, na tinuturuan nila't sinasanay sa kagyat na lunas (first aid), sa akyu at maging sa simpleng pag-oopera.

Nasasaklaw rin ng kanilang pag-aambag ang larangan ng pananaliksik, laluna sa paggamit ng mga halamang nakagagamot, na madaling matagpuan o itanim sa mga lokalidad.

Masigla silang nakikipagpalitan ng karanasan para isulong ang kakayahan ng kilusan na tugunan ang pangangailangang medikal ng mga kasama at ng masa.

## Reseta: rebolusyon

Rebolusyon lamang ang wastong reseta sa lipunang nakaratay sa pagiging malakolonyal at malapyudal. Sa hinaharap, tutugunan ng itatayong demokratikong pamahalaan ng bayan ang mahalagang pananagutan nito sa serbisyong medikal at masaklaw na pagkalinga sa kalusugan ng taumbayan, nang may pagdidiin sa pag-iwas sa sakit.

Mahalagang bahagi ng mamamayang nagsusulong ng rebolusyon ang mga nabibilang sa sektor medikal. Nagtatrabaho sila sa loob ng mga limitasyon ng kasalukuyang kalagayan, pero kasabay nito'y kasamang nagrerebolusyon ng malawak na masa sa pamamagitan ng paglahok sa kilusang masa at tuwirang paglilingkod sa digmang bayan. ●

---

Mga maka-Lava:

# Bistado ang kulay

Sa pagpapangalandakan na sila'y tagapagtanggol ng inaaping masang Pilipino, habang nakikipagsabwatan sa diktadurang US-Marcos, ipinakita na naman ng mga rebisyonistang maka-Lava ang kanilang kontrarebolusyonaryong kulay sa kasalukuyang bugso ng protestang masa laban sa papet na pasistang rehimen.




PAGSUKO NOONG 1974: Kausap ni Marcos sa Malacañang ang "politburo" ng "partidong" maka-Lava ("PKP" raw sila), sina Felicisimo Macapagal, Alejandro Briones, Mariano de Guzman, Romeo Dizon, Federico Maclang at Merlin Magallona.

Noong umpisa, hindi lang binalewala, kundi siniraan pa ng mga maka-Lava, ang mga protestang masang naganap kasunod ng asasinasyon kay dating Senador Benigno Aquino Jr. Ngunit nang naging malinaw sa kanila na ang mga protesta ay hindi ningas-kugon, kundi naging tuluy-tuloy na kilusang masa, sinamantala nila ang pagkakataon para itulak ang kanilang rebisyonistang linya.

## Kolaborasyon

Sa pahayag ng Setyembre 15 na inilabas ng komite sentral ng kanilang huwad na partido komunista, mabigat sa kaloobang inamin ng mga maka-Lava ang "patuloy na pagkahiwalay ng rehimen sa mamamayan"tulad ng ipinakita ng mga malakihang protesta kasunod ng asasinasyon kay Aquino. Ngunit tulad ng mga imperyalistang US, ayaw nilang tanggapin ang responsibilidad ng rehimeng Marcos sa asasinasyon, at nalilimita ang sarili sa paghingi ng imbistigasyon.

Dagdag pa, alinsunod sa kanilang patakaran ng kolaborasyon sa pasistang rehimen, nagmungkahi sila ng mga hakbang na dapat nitong gawin para "mabawi ang kumpyansa ng mamamayan" at mahinto

ang sigaw ng bayan na wakasan ang paghahaing diktador.

Sa kasabikang makalahok sa "eleksyon" ng rehimen sa 1984, hiniling ng mga maka-Lava, bukod sa iba, na alisin ang "lahat ng restriksyon sa pagkilala sa mga pampulitikang partido at itakda ang epektibo at makabuluhang partisipasyon ng lahat ng pampulitikang partido sa malinis na eleksyon." Mangyari pa, ito'y paalala sa rehimeng Marcos na tupdin ang bahagi nito sa "pampulitikang pakikipag-ayusan" na pinagkasunduan nang pormal na sumuko ang mga maka-Lava noong 1974.

Kapalit ng pagtataguyod nila sa "burges-repormistang gubyerno" ni Marcos, ipinangako nito na kikilalanin ang "partido komunista" ng mga maka-Lava bilang ligal na pampulitikang partido, nang makatakbo sila sa "eleksyon." Alinsunod ito sa rebisyonistang ideya ng "mapayapang transisyon sa sosyalismo" na nagmula sa Soviet Union noong panahon ni Khrushchev. Sa pagtangan sa linyang ito, inaasahan ng mga maka-Lava na matamo ang sosyalismo sa pamamagitan ng parlamentaryong pakikibaka, sa ibang salita'y paglahok sa eleksyon, paggawa ng mga batas, at hayag na pag-oorganisa.

Itinaguyod ng mga maka-Lava ang rehimeng Marcos mula noon, subalit ayaw pa ring ligalisahin ng gubyerno ang partidong maka-Lava.

Samantalang binabanatan ang rehimeng Marcos mula sa iba't ibang bahagi ng lipunan, abalang magtanggol dito ang mga maka-Lava. Ang samutsaring kahilingang ihinarap nila sa kanilang pahayag ng Setyembre 15, bukod sa nagsisilbi sa kanilang makasariling layunin, ay naglalayong papayapain ang mamamayan at hayaang manatili sa poder ang pangkating Marcos.

## Si Marcos at ang US

Dahil pumapanig sila sa rehimeng Marcos, ang mga maka-Lava ay tulad nitong napahiwalay nang husto. Hindi nila maunawaan o ayaw nilang unawain na punungpuno na ang mamamayan sa rehimeng Marcos, at ang pagdurusa ng bayan ay dulot ng magkatambal na diktadura ng imperyalismong US at ng pasistang pangkating Marcos.

Gustong papaniwalain ng mga rebisyonista ang mga tao na ang rehimeng Marcos mismo ay biktima, at ayaw sana maging kasangkapan, ng dominasyon ng imperyalismong US. Mas malinaw na tinalakay ito sa isang pahayag hinggil sa kasalukuyang krisis sa pinansya na may petsang Oktubre 1983.

Sa pahayag na ito, anang mga maka-Lava: "Alam ng rehimen na ang debalwasyon ay magkakaroon ng negatibong epekto sa kabuhayan ng bansa at maggagatong pa sa lumalalang pampulitikang kaguluhan, subalit wala itong magawa kundi sumunod sa presyur ng grupong Bangkong Mundyal-IMF. Ipinapakita ng debalwasyon kung gaano kahina ng gubyerno at kung sino talaga ang gumagawa ng mga patakaran sa bayang ito." Upang mapagaan pa ang sisi kay Marcos sa kasalukuyang krisis sa ekonomya, dagdag pa ng mga maka-Lava: "Higit kailanman, ang pampinansya at pang-ekonomyang interes ng imperyalismo ang siyang pangunahing balakid sa mga pundamental na pagbabagong hinihingi ng masang anakpawis na Pilipino."

Mahirap ituring na isa lamang biktima si Marcos na ayaw sanang magpagamit sa pandidiktang imperyalista, tulad ng gustong palitawin ng mga maka-Lava: lagi nang mulat na ahente si Marcos ng imperyalismong US, na obligadong suhayan ang kanyang rehimen. Malaking pambabaluktot na sabihing ang dominasyong imperyalista ay ang prinsipal na balakid para matamo ang mga pundamental na pagbabago sa lipunang Pilipino, nang hindi inilalantad, kasabay nito, ang pakikipagsabwatan at pangangayupapa ng pasistang pangkating Marcos.

## Takot sa militansya

Kumikiling pa ang mga maka-Lava na huwag sisihin ang rehimeng Marcos sa panunupil sa mga aksyong protesta, sa pagsasabing napipilitan itong "gumamit ng kamay na bakal sa pagsugpo sa diskuntento ng mamamayan."

Sa katunayan, kinatatakutan ng mga maka-Lava ang militanteng pagpapahayag ng protesta at baka "mapwersa" ang rehimen na maging lalong mapanupil at sa gayon ay mabulilyaso ang inaasam nilang paglahok sa huwad na mga eleksyon. Kung tutuusin, sisisihin pa nila ang mga nag-oorganisa ng mga demokratikong aksyong masa sa pag-anyaya ng pasistang ganti. Ang gusto nilang aksyong masa ay tulad ng "piknik para sa kapayapaan" na idinaos ng kanilang Katipunan ng Bagong Pilipina noong Marso sa Rizal Park.

Sa kanilang dalawang pahayag na inilabas kamakailan, ibinubunganga ng mga maka-Lava ang pangangailangang mobilisa-

hin ang mamamayan para makatamo ng benepisyong pang-ekonomya at pampulitika, at "pakilusin ang isang malawak na kilusan ng anakpawis para sa soberanyang pang-ekonomya at demokrasyang popular." Ngunit sa praktika, walang ginagawa ang mga maka-Lava para tupdin ang mga panawagang ito.

Kung talagang susuriin ang nasa likod ng dalawang pahayag ng mga maka-Lava, walang makikita kundi isang inutil na pagtatangkang umangkas sa mga tampok na isyung pangkasalukuyan at gamitin ang mga ito para maglingkod sa kanilang linyang kolaborasyonista at rebisyonista. Sa harap ng kasalukuyang masigla at militanteng kilusang masa laban sa diktadurang US-Marcos, ang mga pagtatangkang ito ng mga maka-Lava ay naglalantad lang sa ganap na pagkabangkarote ng kanilang linyang pampulitika. ●

---

SA BIKOL, MINDANAW

# BHB, umagaw ng mahigit 330 armas

Mabilis ang pagtindi ng pakikidigmang gerilya sa mga larangan ng Bagong Hukbong Bayan (BHB), batay sa di kumpletong mga ulat na nagmumula sa Timog Luson at Mindanaw. Mahigit 330 ang suma ng armas na inagaw ng mga Pulang mandirigma sa mga aksyong militar na ito.




Ayon sa pahayag kamakailan ng Komite Sentral [AB, Oktubre 1983], may mahigit 1,000 malalakas na armas na naagaw ang BHB sa buong kapuluan sa loob ng anim na buwan ng taong ito.

Mula Marso hanggang Setyembre, may 84 na malalakas na ripleng kinumpiska ang BHB sa 22 operasyong militar sa timog Quezon at Bikol. Kabilang sa mga naagaw ang 74 na M16, dalawang M203, isang M79, at isang BAR. Ang mga ito'y nakuha mula sa walong reyd, anim na ambus, pitong operasyong isparo at partisano, at isang operasyong isnayping.

Sa mga aksyong militar na ito, napatay ng mga Pulang mandirigma ang 53 sundalong kaaway at nasugatan ang marami pang iba. Bukod dito, pitong tauhan ng INP at CHDF ang pinarusahan.

Sa isa sa pinakahuling mga operasyong militar ng BHB sa Bikol, siyam na M16 at isang M79 ang inagaw sa reyd sa ditatsment ng PC sa Ligao, Albay, noong Setyembre 18. Isang sundalong PC ang napatay at lima ang napasuko. Sa kainitan ng labanan, tumalilis ang kumander ng ditatsment at iniwan ang kanyang mga tauhan.

Ang mga bihag ay pinawalan pagkatapos gamutin ang kanilang mga sugat at pagsabihan na huwag na silang magpagamit sa rehimen laban sa mamamayan. Pinalaya ang isang istudyanteng pinagtatrabaho ng mga pasistang tropa nang walang bayad. Sinunog ng mga kasama ang ditatsment bago sila umatras.

Samantala, sa Mindanaw, mahigit 250 malalakas na armas ang kinumpiska ng

BHB sa 50 operasyon mula Enero hanggang Mayo, batay sa pagbabalita ng Mindanaw (isyu ng Mayo-Hunyo) at mga ulat-koresponsal sa AB. Ang Mindanaw ay pahayagan ng Pambansa-Demokratikong Prente (NDF) sa Mindanaw.

Ang 50 operasyong nabanggit ay binubuo ng 15 reyd, 15 ambus, 11 pagdidisarma at siyam na operasyong isparo at partisano. Mahigit 100 sundalo ng gubyerno ang napatay, kabilang ang ilang upisyal.

## Protestang antidiktadura, tuluy-tuloy

Patuloy na bumebwelo ang kilusang masa laban sa diktadurang US-Marcos sa kabila ng pananakot at paghihigpit ng rehimen. Patuloy ang paglahok ng libu-libong mamamayan sa mga martsa, rali at iba pang aksyong masa laban sa rehimeng US-Marcos at para sa pambansang kalayaan at demokrasya.

Ang mga aksyong protesta ay hindi lamang sa Metro Manila idinadaos, kundi gayundin sa mga kalunsuran sa maraming probinsya. Ang ilan sa mga ito ay sumusunod:

--Rali sa Baguio City noong Nobyembre 15 na nilahukan ng 50,000 tao. Tinuligsa nila ang sabwatan ng rehimeng Marcos at imperyalismong US sa pandarambong sa bayan, at ang pasistang panunupil ng rehimen.

--Rali ng mahigit 25,000 propesyonal sa Makati, sentro ng pinansya at komersyo, noong Nobyembre 11. Pinakamalaki ito sa mga protestang rali na idinadaos doon mula Setyembre. Ang mga sumali rito ay mga abugado, duktor, nars, titser, empleyado sa upisina, pamilya ng diteyning pulitikal, at iba pa.

--Konggreso ng Bayan noong Nobyembre 5 sa Araneta Coliseum. Ang Konggreso ay pangwakas na aktibidad ng unang pambansang kapulungan ng Makabayang Alyansa para sa Katarungan, Kalayaan at Demokrasya. Pinagtibay ng kapulungan ang isang "Manipesto para sa isang Demokratiko't Independyenteng Pilipinas" na mariing tumuligsa sa diktadurang US-Marcos. Ang Konggreso ay dinaluhan ng mahigit 18,000 mamamayang mula sa maraming dako ng Pilipinas at kumakatawan sa iba't ibang grupo at saray sa lipunan.

--Rali ng kababaihan noong Oktubre 28 sa Quirino Grandstand sa Rizal Park. Ang 10,000 babaing nagmartsa para sa katarungan at kalayaan ay kumakatawan sa maraming organisasyong nagbuklod para magprotesta sa rehimen.

Bukod sa mga nabanggit, mayroon pang mga rali sa mga komunidad sa Metro Manila at sa Pampanga, Tarlac, Bulacan, Quezon, Albay, Camarines Sur, Iloilo, Negros Occidental, Misamis Oriental, Davao City at Zamboanga City.

BALITA

## Welga ng 18,000

Nagwelga ang 18,000 manggagawa ng Bataan Export Processing Zone (BEPZ) noong Oktubre bilang pakikiisa sa 355 welgista ng Astec Electronics, na ang piketlayn ay sapilitang binuwag ng pulisya ng BEPZ.

Noong Hunyo ng nakaraang taon, naglunsad din ng pangkalahatang welga ang mga manggagawa sa pakikiisa sa mga welgista ng Interasia Container Industries. Noong panahong iyon, may 18,244 na manggagawa sa 52 empresa sa BEPZ.

Pumutok din ang mga welga nitong Oktubre sa La Tondeña, PLDT, Philippine Refining, Wyeth-Suaco, Lotus Export Specialists, at iba pa, para tutulan ang panggigipit sa mga unyonista (unfair labor practice o ULP) at ipaglaban ang mga karapatang pang-ekonomya.

Mula Enero hanggang Hunyo, may 82 welgang inilunsad ang mahigit 16,500 manggagawa, ayon sa datos ng ministri ng paggawa (MOLE).

## Welga ng titser

Nagwelga noong Oktubre ang mga titser sa mga iskwelang publiko sa maraming dako ng kapuluan, sa pangunguna ng mga titser sa Metro Manila. May 300,000 titser sa pampublikong paaralang elementarya sa buong Pilipinas, at 12,000 ay nagtuturo sa Maynila.

Ang pangunahing pinagwelgahan ay ang ginagawang pagbawas sa kanilang sahod dahil umano'y sobra ang ibinabayad ng gubyerno sa mga tauhang ito na napakaliit na nga ng sweldo. Hinihingi rin ng mga titser na gawing ₱1,500 ang kanilang minimum na batayang buwanang sahod at taasan ang mga alawans.

Ang welga ng mga titser ay lumaganap hanggang Pampanga, Bulacan, Batangas, Bacolod City, Zamboanga City at iba pa. Umabot ng 15 araw ang aksyong protesta sa Metro Manila.

Nagbalik sa trabaho ang mga nagwelga nang pangakuan sila ng rehimen na ibibigay ang karamihan sa mga iginigiit nila. Gayunman, ipinahayag ng mga titser na handa silang magwelga muli kapag hindi tinupad ang pangako. ●

## Ekonomya

Narito ang ilang mahahalagang pangyayari sa ekonomya nitong Oktubre at Nobyembre:

--Muling nagdebalwasyon at ginawang ₱14 ang halaga ng piso sa dolyar, mula sa ₱11 na itinakda noong Hunyo. Ang kagyat na dahilan ng debalwasyon ay ang paglaki ng depisit sa balanse ng bayaran (<u>balance of payments</u> o BOP). Ipinahayag ng Bangkong Sentral na maaaring bumaba pang muli ang halaga ng piso.

--Biglang lumaki sa $2,050 milyon ang depisit sa BOP noong kalagitnaan ng Oktubre, mula $1,300 milyon noong katapusan ng Setyembre. Pagkaraan ng asasinasyon kay Aquino noong Agosto 21, naging malakihan ang paglalabas ng puhunan at gananya mula sa Pilipinas, at di pumasok ang dayuhang puhunan at pautang. Dahil dito, pansamantalang ipinahinto ng rehimen ang pag-iimport at hinigpitan ang paglabas ng dolyar.

--Bumaba sa $430 milyon ang reserbang dolyar ng gubyerno. Hindi pa sapat ito para bayaran ang $600 milyong halaga ng isang buwang suplay ng petrolyo sa bansa.

--Nagtaasan ang mga presyo ng bilihin at serbisyo kasunod ng debalwasyon. Nadagdagan ng piso bawat litro ang presyo ng gasolina at tumaas naman ang pasahe nang 25 porsyento. Nagmahal din ang mga karaniwang pagkain at iba pang bilihin at gayundin ang singil sa kuryente.

--Pinautang ng IMF ang rehimen ng $630 milyon nitong Nobyembre para di ito tuluyang lumubog sa krisis sa ekonomya. Pero mahigit $4,000 milyon ang tinatantyang kailangang utangin sa dayuhan para mahulugan ang dati nang mga obligasyon (at sa gayo'y makahiram uli) at para may maibayad sa mga iniimport. Nang singilin ang rehimen ng mga dayuhang bangko noong Oktubre, hindi ito nakabayad dahil sa kakulangan ng dolyar.

--Umaabot na sa mahigit 600 (mula Enero hanggang Nobyembre) ang bilang ng empresang tumigil ng operasyon bunga ng krisis sa ekonomya. Ang ilan sa mga ito ay hindi makapagpatuloy ng operasyon dahil walang maimport na hilaw na materyales. Dahil sa pagsasara ng mga empresa, may 38,000 nang manggagawa ang nawalan ng trabaho. ●

## Kilusang antimisil

Nagpatuloy nitong Nobyembre ang maramihang pagpoprotesta ng mga mamamayan sa Europa laban sa pagtatalaga ng mga misil na nukleyar mula sa US. Sinabi nila na buhay nila ang nakataya sa paligsahang nukleyar ng US at ng Soviet Union.

Ang malawakang kampanya ay bumwelo noong Oktubre, at nakatakdang magpatuloy kahit sinimulan nang ihatid ang mga sandatang US sa iba't ibang baseng militar sa Europa. Sa West Germany, lampas isang milyong mamamayan ang lumabas noong Oktubre para magprotesta. Sa Rome (Italy), daan-daang libo ang nagmartsa; 200,000 ang nagdemonstrasyon sa London (Great Britain) at 100,000 naman sa Vienna (Austria).

Samantala, nagrali noong Oktubre 27 sa harap ng embahada ng US sa Maynila ang mahigit 1,000 Pilipino at ibang mamamayan. Nanawagan ang mga demonstrador na lansagin ang mga baseng militar ng US sa Asya at Pasipiko, at pauwiin ang mga dayuhang tropa.

Ang rali ay ginanap sa pagtatapos ng isang pandaigdigang kumperensya laban sa mga dayuhang baseng militar na idinaos sa Maynila. ●

## 'Kinikilala,' hindi 'tinatanggap'

Sa tanging bilang ng AB noong Agosto 25, 1983 (pahayag ng Komite Sentral tungkol sa pagpatay kay Aquino), sinasabi sa p. 6, ikalawang paragrap mula sa dulo: "May pagkakaiba kami ng dating senador hinggil sa usapin ng pagpapabagsak sa pasistang rehimeng Marcos. Tinatanggap namin iyon." Hindi ba mas wastong sabihin na kinikilala natin ang pagkakaiba?

Dito naman sa hawak kong isyu ng Oktubre 1983 ("Ibagsak ang pasistang diktadurang US-Marcos, buuin ang rebolusyonaryong gubyernong koalisyon!"), sigurado ako na di ninyo sinasadya ang ganitong pangungusap sa p. 12: "...pinalalampas ng rehimen ang laganap na pang-aabuso't pagsasamantala ng mga manggagawang ito sa abrod." Ang tamang sabihin ay: "...pang-aabuso't pagsasamantala sa mga manggagawang ito." May iba ring daplis ng makinilya sa isyung ito ng AB.

Ka Momong

Tama ka sa parehong punto. Pinupuna namin ang sarili para sa kakulangan ng sinop sa paghahanda ng mga isyu ng AB, at sisikapin naming mabawasan ang bilang ng ganitong mga pagkakamali.

## Magbayad ng butaw

Sana'y sulatin ninyo sa AB ang tungkol sa kahalagahan ng regular at maagap na pagbabayad ng buwanang butaw sa Partido. Isang kahinaan ito ng ilang mga kasamang kinikilusan namin, at sa palagay ko'y kahinaang matatagpuan din sa iba pa.

Ka Nora

Nabanggit ang paksang ito sa artikulong tumatalakay sa ating gawain sa pinansya ("Pinahuhusay ang gawaing pinansya," Setyembre 1983). Salamat na rin sa mungkahi.

## Usapin ng kababaihan

Sa paglalahad ng rebolusyonaryong pananaw sa relasyon ng mag-asawa ("Rebolusyon at pag-ibig," Hunyo 1983), dapat sana'y nabanggit ang mahalagang naitulong ng artikulong "On the Relationship Between the Sexes" lalo noong panahong wala pa tayong Alituntunin sa Kasalan at Ligawan. Maraming kasama ang gumamit at/o sumangguni dito hanggang nitong bago ilabas ang pinal na teksto ng Alituntunin. Kung sa kahinaan ay may kahinaan din ang artikulong iyon na sa tingin ko'y natural na prosesong dadaanan ng isang bagong ideya. At hanggang sa kasalukuyan ay wala pa ring artikulo na naglalayong bigyan ng batayan sa ideolohiya, sa isang komprehensibong paraan, ang hinggil sa relasyong mag-asawa. Natatandaan ko na ang artikulong ito ay sinulat ng isang kasama sa dating Kawanihan ng Kababaihan (WB) noong 1972-73. Inatasan siyang gumawa ng burador na magbibigay ng proletaryong pananaw sa relasyon laluna sa konteksto ng kalagayang pang-organisasyon noon. Hindi na naipinal ang burador dahil sa mas mahalagang mga gawain at suliraning kinakaharap noon.

Hanggang ngayon ay binabagabag pa rin ako ng di pagkakaroon ng pag-aaral sa usapin tungkol sa kababaihan, na pagmumulan ng isang programang pampulitikang hinggil sa kababaihan sa yugtong ito (pambansa-demokratiko) ng rebolusyon.

Ka Lucia